# AD 70 — ANG PAGKAHULOG NG JERUSALEM



Dalawang taon na si Pablo sa bilangguan sa Cesarea at doo'y naririnig niya ang kaguluhan sa pagitan ng mga Judio at mga Gentil sa lungsod. Kilala ito bilang isang pangunahing lungsod ng mga Gentil ngunit ang mga Judio, kahit minorya, ay may mga espesyal na mga pribilehiyo dahil nabigyan sila ng karapatan ni Herodes, ang tagapagtatag ng lungsod na isang Judio rin. Ang tensyon ay humantong sa gulo at lalong naging kawalan ng mga Judio nang manghimasok si Felix. Sa pag-aakalang mapahihinto ni Nero ang pagtatalo ay kumuha si Felix mula sa bawat kampo ng mga kinatawan at ipinadala niya ang mga ito sa Roma. Nang matanggal si Felix sa kanyang posisyon ay lumala pa ang mga Judio at lumabas na mas masama ang naging epekto ng desisyon. Ang resulta ay ang pagbaba ng katayuan ng mga Judio na naging pangalawang klase ng mamamayan sa ilalim ng mga Griyego na nang-iinis at nang-iinsulto pa sa kanila.

Ang mga kaguluhang ito ay tinawag ni Josephus na sanhi ng digmaan laban sa Roma na lumabas noong Setyembre ng AD 66. Kahit pabor sa mga Judio si Claudius, ang desisyon ni Nero sa Cesarea ay nagpabago sa patakaran ng imperyo; pinagtibay pa nito ang suporta ng mga Zelotes.

Ang grupo ng Zelotes ay nakikipaglaban na sa Roma sa loob ng 60 taon, ngunit ang aktwal na pagsiklab ng digmaan ay nagsimula sa Jerusalem.

Si Florus, ang Romanong gobernador ng lugar, ay may masamang pagnanasa sa kayamanan. Sinalakay niya ang kabang-yaman ng Templo at kinuha ang 17 talento sa dahilan na kinakailangan ang mga ito para sa serbisyo ng imperyo. Nagdulot ito ng kaguluhan. Ang kanyang sagot ay ipako sa krus ang mga nangungunang mamamayan at ibigay ang bahagi ng lungsod sa pandarambong.

Ang naging tugon ng mga tao ay pagwasak ng komunikasyon sa pagitan ng Kuta Antonya at Templo upang pigilan ang mga sundalo sa biglang pagsalakay at pagsakop sa kinalulugaran ng templo. Ang Syria naman ay nagpadala ng mga tao upang magawan ng solusyon ang kaguluhan. Nanawagan din si Agripa sa mga tao na bayaran ang kanilang mga utang at ibalik ang koneksyon sa pagitan ng Templo at Kuta Antonya, ngunit nang sinabi niya na pagpapailalim ito kay Florus hanggang sa magpasya mismo

ang Roma na palitan siya, kaya nagbago ang kanilang mga isip. Si Eleazar na kapitan ng Templo ay hinimok naman ang mga pari na ihinto ang pagbibigay ng mga pang-araw-araw na sakripisyo para sa kapakanan ng emperador. Ito na ay isang bukas na deklarasyon ng pag-aalsa laban sa Roma. Ang mga implikasyon nito ay seryoso, ngunit walang atrasan na nang sakupin ng mga rebelde ang Kuta Antonya at nilipol ang garison ng mga Romano.

Nang nakuha ng mga Zelotes ang Masada mula sa mga Romano ay narinig nila ang pag-aalsa sa Jerusalem at nagpasya sila na ito na ang kanilang oras. Gamit ang mga armas mula sa taguan ng Masada ay nagmartsa sila na kasama si Menahem patungo sa Jerusalem at doo'y sinakop ang kanlurang bahagi ng lungsod. Hindi nagustuhan ni Eleazar ang kanyang karibal kaya ang dalawang grupo ay nag-upakan at nagdulot ito ng labis na karahasan. Si Menahem ay nahuli at pinatay, ganoon din ang nangyari sa ilan sa kanyang mga lider. Ang mga nakaligtas ay bumalik sa Masada at nanatili roon hanggang sa tagsibol ng AD 73.

Noong Nobyembre ng AD 66 ay nagmartsa si Cestius Gallus patimog mula sa Syria upang harapin ang pag-aalsa dahil hindi na makontrol ito ng prokyurador ng Judea. Inokupahan niya ang Bezetha, ang hilagang bahagi ng lungsod ng Jerusalem, at pagkatapos ay biglang umalis, marahil dahil wala siyang sapat na hukbo upang makuha ang ibang bahagi pa ng Jerusalem.

Habang pahilagang nagmamartsa, ang kanyang hukbo ay tinambangan ng mga Zelotes sa daang Beth-horon, ang kaparehong lugar kung saan si Judas Maccabaeus ay nagkaroon ng ilang mahusay na tagumpay at nagdusa ng matinding pagkalugi.

Dumating si Vespasian sa sumunod na tagsibol upang pamunuan ang sitwasyon at kanyang ipinagpatuloy ang kanyang paraan hanggang sa makarating siya sa Galilea, Perea, kanluraning Judea at Idumea. Nang handa na siyang lusubin ang Jerusalem mismo, dumating naman ang pagkamatay ni Nero (ika-9 ng Hunyo, AD 68) at ang digmaang sibil ay sumunod na. Sa balita na ito, sinuspinde ni Vespasian ang mga operasyon upang makita kung paano ito magreresulta.

Sa kawalang-pagkilos ni Vespasian, tatlong lider ang nagtatag ng kanilang mga sarili sa Jerusalem; sa lungsod ay si Simon bar Giora; sa Templo naman si Juan ng Gischala; at sa looban ng korte, naroon ang pinuno ng Zelotes na si Eleazar, anak ni Simon.

Iniwan ni Vespasian ang kaguluhan at bumalik sa Roma at si Tito, ang kanyang anak, ay tinapos na ang pag-aalsa. Sinimulan ni Tito ang paglusob noong Abril ng AD 70.

Ang pagbagsak ng Jerusalem ay isang malagamim na panahon sa kasaysayan ng mga Judio. Ang Romanong heneral na si Tito ay lumusob sa lungsod sa panahon ng Kapistahan ng Paskuwa; samakatuwid, ang lungsod sa oras na iyon ay puno ng mga tao. Mga 1,100,000 ang namatay at 97,000 ang nabihag. Ang mga Judio ay lubhang nagdusa.

Habang papalapit na sa Jerusalem si Tito, kasama ang kanyang hukbo, ay inutusan niya ang kanyang mga tao na patagin ang lupain, pabagsakin ang mga puno, kabilang ang mga puno ng prutas, at upang punan ang mga malalim na lugar ay binuwag ang mga mababato sa pamamagitan ng bakal. Habang ginagawa ito, siya ay may hanay ng mga nangangabayo sa pagitan nila at ng lungsod upang pigilan ang mga Judio na atakihin ang mga manggagawa. Ang paglilinis ng lugar ay umabot ng apat na araw. Doo'y nagtayo ng kanilang kampo ang mga Romano at dinala naman ni Tito ang iba pang mga tropa. Inilagay niya ang kanyang mga tauhan na pito hanggang walong lalim sa paligid ng pader; mga nangangabayo, mga sundalo at mga pumapana.

Ang mga Romano ay sumalakay mula sa hilagang bahagi ng Jerusalem at may tatlong pader na kailangang makuha. Ang pinakalabas na pader ay katatayo lamang ni Agripa I. Si Simon, sa mataas na lungsod, ay may 10,000 na mga Zelotes at 5,000 na Idumeyano (mga taga-Edom) na nakikipaglabang kasama niya. Si Juan, sa templo, ay may 6,000 tauhan at si Eleazar, sa loob ng korte, ay may 2,400 pang mga Zelotes na nakikipaglabang kasama niya. Ang tatlong grupo na ito ay magkasamang lumaban sa mga Romano ngunit ginugol din nila ang kanilang oras sa labanan sa bawat isa.

Si Juan ay nasa Templo at si Simon sa mataas na lungsod. Ang lugar sa pagitan nito ay sinunog at naging sentro ng digmaan. Ang digmaang sibil ay patuloy pa rin habang ang mga Romano ay nasa labas ng lungsod.

Sinabi ni Josephus, "Nilabanan nila ito at ginawa ang lahat ng bagay na nais ng mga mananalakay na gawin nila, nagdusa sila sa anumang bagay mula sa mga Romano ganoon din ang ginawa nila sa bawat isa. Winasak ng sedisyon ang lunsod at sinira ng mga Romano ang mga pader." Nang inatake ng mga Romano ang lungsod, ang dalawang grupo ay nagsama upang labanan ang iisang kaaway.

Sinabi ni Tito tungkol sa mga Judio: "Ang mga Hudyong ito na ginagampanan lamang ng kanilang kabaliwan, ay ginagawa ang lahat ng bagay na may pangangalaga at pag-iingat. Patuloy ang kanilang estratehiya at naglalagay ng mga tambangan at kapalaran ang nagbibigay ng tagumpay sa mga estratehiya dahil sila ay masunurin at pinapanatili ang kanilang mabuting pakikisama at katapatan sa isa't isa."

Ang mga Romano ay gumawa ng mga makina at mga panghampas na pang-umpog, at iba pa, upang salakayin ang lungsod ngunit ang mga Judio ay tumatalon sa ibabaw ng mga pader papunta sa mga bubong ng mga panghampas na pang-umpog at nilalabanan ang mga Romano. Hindi sila kailanman iniiwan ng mga Judio kundi tumatakbong labas-pasok sa lungsod upang labanan at hadlangan ang gawain ng mga Romano. Pagkatapos ng ilang sandali, ang labas na pader sa hilaga ay bumigay na at ang mga Hudyo ay nagbalik sa kaloob-looban na pader. Binuksan ng mga Romano ang mga tarangkahan, winasak ang pader at inilipat ang kanilang kampo sa bahaging iyon ng lungsod.

Sinakop ni Tito ang pangalawang pader sa loob ng limang araw nang matapos ang una. Hindi niya pinahintulutan ang kanyang mga tauhan na pumatay o sumamsam dahil gusto niyang mapreserba ang lungsod at Templo. Nangako rin siya na ibabalik ang mga epekto ng mga tao sa kanila. Naging pagkakamali niya ang hindi pagwasak sa ikalawang pader dahil hindi niya intensyon na wasakin ang Jerusalem, kundi pahintuin ang kaguluhan. Ang mga Judio naman ay ginawang digmaang gerilya ang giyera. Napakahusay ng kaalaman nila sa bawat seksyon ng lungsod; ang mga daanan, mga lansangan, atbp, kaya sila mabilis na nakalalabas, pumapatay at nakatatakas. Ang labanan ay naging masama para sa mga Romano kaya kinailangan nilang umatras. Dahil hindi nila nawasak ang pader, ang pag-atras nila ay napigilan kaya mas maraming mga Romano ang nawalan ng kanilang buhay. Inilagay ng mga Judio ang mga bangkay sa butas ng pader ngunit pagkaraan ng tatlong araw ay nakapasok sina Tito at tuluyan na nilang winasak ang pangalawang pader. Sa oras na iyon, maraming namatay na sa loob ng lungsod dahil sa kakulangan ng pagkain.

Sinubukan ni Tito na gumawa ng mga kondisyon ng kapayapaan at pansamantalang itinigil ang paglusob ngunit naghinala ang mga Judio, iniisip nila na ito ay isang bitag at hindi sila naniwala sa mga Romano na magpapatawad. Ginamit ni Tito ang sandaling pagkakataon na iyon upang bayaran ang kanyang mga sundalo sa pakikipaglaban. Si Josephus naman ay naging tagapamagitan ngunit walang naayos na kapayapaan.

Ang ilang mga Judio ay naging takas at pumunta sa mga Romano at sila nama'y pinalaya upang makapagsimula ng bagong buhay. Ilan sa kanila ay may isinubong mga ginto at kinukuha nila ang mga ito pagkatapos ng tawag ng kalikasan! Kung mayroon man sa kanila na natagpuan ng mga Zelotes, nilalaslas ang kanilang mga lalamunan. Kadalasan ang mga mayayaman ang pinapatay sa dahilang ito at ang kanilang mga yaman ay kinukuha.

Dahil tinanggihan ang alok na kapayapaan, ang pagsalakay ay nagpatuloy at ang kahirapan ay lalong lumala. Naubos na ang mga mais, hindi na matagpuan, at ang mga

magnanakaw ay pumapasok na sa mga pribadong mga kabahayan upang maghanap ng pagkain. Kapag may nakita sila na ilang makakain ay sinasaktan nila ang mga tao roon dahil sinasabi nila na wala na silang pagkain, at kung wala naman silang makita ni anumang pagkain doon ay kanilang lalong pinahihirapan pa ang mga ito, iniisip nila na mayroon silang ilang itinatago pa sa ibang lugar. Pinupuna ng mga magnanakaw ang mga naninirahan sa mga kabahayan at kung sila ay mukhang malusog ay nalalaman nila na may pagkain at mas pinahihirapan nila ang mga ito. Ang mga pamilya ay nakikipag-away para sa pagkain, nilalabanan nila ang isa't isa. Kung ang pinto ng isang pribadong bahay ay sarado, bubuksan ng mga magnanakaw ang mga ito aagawin ang mga pagkain mula sa mga nasa loob. Gumagamit sila ng kakila-kilabot na paraan ng pagpapahirap upang ilabas ng mga tao ang anumang pagkain na mayroon sila. Sinabi ni Josephus, "Binabarahan ang mga pribadong bahagi ng mga miserableng sawing-palad at tinutuhog nila ang kanilang mga batayan." Ang mga taong gumagawa nito ay hindi nagugutom ngunit nagtatabi lamang ng pagkain para sa kanilang mga sarili. Ang ilang mga tao sa gabi ay gumagapang sa ibabaw ng mga pader upang kumuha ng mga damong-gamot at iba pa mula sa mga burol sa paligid – ngunit kinukuha ang mga ito kapag muli silang pumasok sa lungsod.

Sinabi ni Josephus, "Na wala kahit anumang iba pang lungsod ang naranasan ang gayong mga kahirapan, ni walang anumang panahon ang nagbunga ng isang henerasyon na higit ang kasamaan mula pa sa pasimula ng panahon kundi ngayon lamang... Ang mga Zelotes ay hamak, mga huwad at mga inilaglag na supling ng ating bayan." Ang ilan sa mga Judio na nagpunta sa pader upang makakuha ng pagkain ay nahuli. Sapagkat ang mga ito ay hindi naging takas, nilatigo sila ni Tito, pinahirapan at ipinako pa sa krus. Inaasahan ni Tito na ang mga ito ay magpapasuko sa mga Judio. 500 bawat araw sa kanila ang tinitipon at dahil hindi gustong pabantayan ni Tito ang mga ito ay pinapayagan na lamang niya ang pagkapoot ng mga sundalo na gawin sa kanila ang gusto nila at sila ay ipinapako sa mga krus pagkatapos. Ayon kay Josephus: "Kaya ang mga sundalo, mula sa kanilang galit at pagkapoot ay dinadala nila ang mga Judio, ipinapako ang mga nahuli sa kanila, ang isa sa isang paraan, at ang isa ay pagkatapos naman ng iba pa sa mga krus na kanilang ikinakatuwa, kapag sorbrang dami na nila ay wala nang lugar para sa mga krus at ang mga krus (ibig sabihin, mga kahoy) ay kapos na rin para sa mga katawan."

Sa loob ng lungsod, sinasabi naman ng mga Zelotes sa mga tao na ang mga Judio na nasa mga krus ay mga naging takas na nagtungo sa mga Romano, at hindi sila mga kinuha ng puwersahan.

Ang mga Romano ay nagtayo ng mga bangko sa pader at ang mga Judio ay gumawa ng kontra-atake. Mabilis silang lumalabas sa lungsod at walang takot na nakikipaglaban

sa mga Romano, winawasak sa apoy ang mga kahoy na rampa, at nakikipag-mano-mano. Sinabi pa ni Josephus, "Kapag naghalo ang mga hukbo sa isa't isa ay tumataas din ang alabok kaya nahahadlangan ang mga ito na tignan ang isa't isa at ang matinding ingay naman ay humahadlang sa kanila para marinig ang isa't isa, walang panig na makakikilala sa anumang kaaway mula sa isang kaibigan."

Nakipaglaban ang mga Judio na sobrang bangis dahil wala silang nararamdamang kawalan. Sa pagkawasak ng mga rampa, ito ay isang malaking dagok para sa mga Romano dahil malaking kakulangan na ang mga kahoy at milya-milyang layo pa ang pinagmumulan nito. Nawawalan din sila ng pag-asa sa pagsakop sa lungsod.

Nakipagpulong si Tito sa mga komandante at nagpasiya siya na magtayo ng pader sa paligid ng lungsod upang itigil ang pagpasok ng mga tao ng pagkain at paglabas din ng mga ito. Naging mas masahol pa ang pagkagutom sa loob. Buong pamilya ang namamatay na magkasama. Ang mga silid sa itaas ay puno ng mga kababaihan at mga bata na namamatay mula sa pagkagutom. Ang mga daanan ng mga lungsod ay puno ng mga bangkay ng mga matatanda; kamatayan ang nasa buong lungsod. Habang tumitindi ang pagdurusa, lumala pa ang mga magnanakaw. Binubuksan nila ang mga libingan ng mga patay at inaagaw ang mga panakip ng kanilang mga katawan.

Itinatapon pa ang mga bangkay sa ibabaw ng mga pader at nakikita ito ni Tito at umuungol at, sa kagustuhang iligtas ang ilan sa pagdurusa ay binago niya ang kanyang mga pag-atake at muling gumawa ng mga bangko. Ibig sabihin nito ay nagdadala ng kahoy mula pa sa labing-isang milya kalayo. Ang mga bangko na ginawa ay mas matibay pa at mas mabisa kaysa sa dati. Tumindi pa lalo ang mga paghihirap. Ang mga nakakatakas mula sa lungsod kapag nahuli sila ng mga hukbo ng Syria at mga Arabo ay binibiyak sila upang tingnan kung mayroon silang anumang ginto sa kanila! Sa isang gabi, 2,000 sa kanila ang nasawi. Sinubukan ni Tito na pahintuin ang mga ito ngunit hindi niya magawa. Sa oras na iyon, libu-libong mga patay na katawan ang itinatapon sa labas ng lungsod at ang mga tao ay naghahanap pa sa mga kanal at sa mga burol ng dumi ng mga baka upang kumain ng anumang dumi na maaari nilang mahanap.

Nakakatawag-pansin din ang epekto ng pagsalakay ng mga Romano dahil binago nito ang buong lupain nang pinagpuputol ang lahat ng mga puno.

Sa kalaunan, nakuha rin ang tore ng Antonia ng mga Romano, ang isang kuta sa hilagang kanlurang kanto ng Templo. Ito ay kanilang giniba. Pagkatapos nito ay binigyan pa nila si Josephus ng isa pang pagkakataong makapagsalita at maraming bilang ng mga Judio ang lumipat sa poder ng mga Romano.

Dahil ang mga Romano ay may mataas na respeto sa mga banal na lugar, hindi nila ninais na sirain ang Templo at inalok ang kanilang mga kaaway ni ilipat ang labanan sa ibang lugar kung papayagan ni Juan ito. (Ikinainis ni Tito ang pagtrato ng mga Hudyo sa kanilang banal na lugar.) Inakala ng mga Judio na ang alok na ito ay mula sa takot at lumala ang kanilang pagkabastos at pagkamalupit, kaya muling nanumbalik ang digmaan. Habang ang lugar sa pagitan ng tore ng Antonia at Templo ay nagiging makitid, hindi magawang ipasok ni Tito ang buong hukbo. Kaya pinili niya ang pinakamalalakas na 30 sundalo mula sa bawat 100 upang bumuo ng isang espesyal na pulutong na sasalakay sa mga bantay ng Templo. Habang ito ay nangyayari, ang ibang bahagi naman ay ginigiba upang palakihin ang mapapasukan at makagagawa ng rampa. Pagkatapos nito ay sinunog nila ang Templo. Gumawa ng bitag ang mga Judio at sa pamamagitan ng pagpapaatras sa mga Romano papunta sa korte ng mga Gentil ay sinilaban din nila ito.

Samantala, ang kagutuman sa lungsod ay hindi na malalabanan pa. Kumakain na ang mga tao ng kahit ano, kahit pa mga balat ng sapatos at mga panangga, mga kapiranggot na dayami — kahit anuman. Inilarawan pa ni Josephus ang isang kaso ng isang ina na niluto pa ang kanyang anak at kinain nito ang kalahati niya.

Sa inihadang rampa ay tinira ni Tito ang Templo. Gusto man niyang iligtas ito ngunit nang nasa panganib na ang kanyang sariling mga tao ay ipinag-utos niya walang hihinto sa anuman hanggang ang mga tarangkahan ay kanilang sinilaban. Sa wakas ang buong templo na ay nasunog, at nagdanak ng maraming dugo. Ikinabaliw din iyon ng mga sundalo. Ang lahat ng galit nila sa kanilang mga puso ay kanilang pinakawalan at pinatay nila ang lahat na kanilang masilayan — mga bata, mga matatanda, mga pari, atbp. at sinamsam nila ang mga ginto at pilak. Maraming ginto ang nakuha nila kaya bumaba ang presyo nito sa merkado ng Syria. Ang isang libra ng ginto ay ibinebenta sa kalahati ng dating halaga nito.

Ang buong Templo ay puno ng dugo at mga katawan. Sa yugtong ito, gusto ni Tito na ang mga natitirang mga Judio ay sumuko na ngunit hindi nila ginusto kaya ipinag-utos niya na sunugin at samsamin na ang ibang bahagi ng lungsod. Ang ibabang lungsod ay nasamsam na at nasunog sa digmaang sibil kaya itinakda ng mga Romano na sakupin na ang itaas na lungsod. Ang itaas na lungsod ay puno ng mga bangkay na pinatay sa pamamagitan ng pagkagutom o ng mga Zelotes na pumapatay sa sinumang iniisip nila na nagpaplanong tumakas. Ang mga tumakas ay ibinebenta bilang mga alipin, ngunit wala talagang may gusto sa kanila; maliit man o walang pera ang naging kabayaran para sa kanila.

Habang pumapasok ang mga Romano sa itaas na lungsod, ang mga Judio naman ay tumatakas sa takot. Ang mga nakikita ng mga Romano ay pinapatay nilang lahat. Sinusugod din nila ang mga kabahayan ngunit iniiwan sila dahil sa masamang amoy ng mga patay sa loob. Pagkatapos ay sinisilaban na nila. Sinabi din ni Josephus na sa sobrang dami ng dugo sa mga lugar ay napapatay pa nito ang apoy. Ang ilang mga Judio, kasama sina Simon at Juan, ay tumakas patungo sa mga yungib sa ilalim ng lupa.

Ang mga Romano ay pagod na sa pagpatay kaya pinapatay na lamang nila ang mga may armas, ang mga matatanda at ang mga naghihirap. Ang iba ay ikinulong nila sa korte ng mga kababaihan at ang mga "namumulaklak sa taon" ay ipinapadala nila sa mga minahan ng Ehipto o ipinapadala sa Roma sa mga teatro para pagpapapatayin sa pamamagitan ng tabak o mga hayop, at ang mga labing-anim na taon pababa ay ipinapadala para alipinin.

97,000 na bihag, 1,100,000 ang pinatay, karamihan sa kanila ay hindi mga mamamayan ng Jerusalem ngunit naparoon para sa Pista ng Paskuwa. Maaaring may hanggang 3 milyong tao sa lungsod noon sa pagsisimula ng digmaan.

Hinanap pa ng mga Romano ang mga nasa yungib at pinatay din ang mga natagpuan nila. Si Juan ay dinala nila at hinatulan ng panghabang-buhay na pagkabilanggo at si Simon ay dinala sa Roma upang patayin. Bukod pa sa ilang mga tore, giniba nila ang mga pader hanggang ito ay kapantay na ng lupa. ●

**Mula sa Fall of Jerusalem A.D. 70 ni Phil Leage*

## May-akda



Si Tim Liwanag ay isang aktibong digital citizen, isang social innovator na nag-aambag ng iba't ibang impormasyon bilang isang manunulat/may-akda sa Amazon, Blogger, Quora, Facebook, Wattpad, Wikipedia, atbp. Sa labas ng kanyang intelektwal na libangan at ang kanyang pagka-akit sa sinaunang panitik Baybayin, ay interesado rin siya sa Filipino World Records, mga usapin, distansya sa pag-aaral, pagnenegosyo, at sa mga pelikulang superhero o Sci-Fi.

Ohoy, walang katandaan ng edad sa gumagawa ng isang kamangha-manghang bagay para sa kaluwalhatian ng Diyos at para sa mga taong anuman ang edad upang mabuhay ng isang ganap na buhay!